Faustino Florentino

# ANG SULO

## SA IKATITIYAK SA

# IGLESIA KATOLIKA APOSTOLIKA ROMANA



Ipinalimbag ng Pangasiwaan

ng

"ANG PASUGO"

42 Broadway, New Manila

Quezon City.

1947

Faustino Florentino

# PAUNANG SALITA





*Bawa't Katoliko'y may kautangang matiyak niya—ang Iglesia Katolika Apostolika Romana, sa liwanag ng mga aral ng Poong si Cristo at ng mga Apostol —upang huwag masalig sa aral ng tao ang 'kanyang paglilingkod sa Dios.*

*Ang aklat na ito'y SULONG magbibigay liwanag sa sino mang nagnanais makasumpong ng mga katotohanang ipinangaral ni Jesus at ng mga Apostol. Ang aklat na ito'y aakayin kayo sa mga talata ng Banal na Kasulatan na naglalahad ng tungkol sa iglesiany itinayo ni Cristo at ipinangaral ng mga Apostol. Sa aklat na ito'y inyong masusumpungan ang mga tala ng kasaysayan na nagpapatotoo sa Iglesia Katolika Apostolika Romana.*

*Ang Sumulat*

*FELIX MANALO*

Iglesia Katolika Apostolika Romana, ay siya raw tunay na iglesia na itinatag ni Jesu-Cristo noong unang siglo. Tunay kaya ang sinasabing ito ng mga pare? Sinasabi rin naman ng mga protestante, na, ang mga iglesiang itinataguyod nila, ay "KAY CRISTO RIN"—"IGLESIA NI CRISTO RIN" daw sila, sapagka't si Cristo raw ang kanilang sinasampalatayanan at ipinangangaral. Tunay rin kaya ang sinasabing ito ng mga Protestante?

Alin nga kaya ang tunay na Iglesia Ni Cristo, bakit nagkaroon nito, sino ang nagtayo, at ano ang karapatan ng nagtayo nito? Upang ito'y ating matiyak at makilala, ang mga Banal na Kasulatan o ang Biblia ang tanging makapagpapaliwanag nito, sapagka't dito nasusulat ang mga Salita ng Dios, ni Cristo, at ng mga Apostol.

Ayon sa itinuturo ng Biblia, aling ang tunay na Iglesia Ni Cristo? Ang tunay na Iglesia Ni Cristo ay—ang iglesiang kinaaaniban, ipinangaral at ipinakilala ng mga Apostol (I Cor. 12:28; Gawa 20:28; Roma 16:16). Sino ang nagtayo ng tunay na Iglesia Ni Cristo na kinaaaniban at ipinangaral ng mga Apostol? Ang nagtayo ay si Cristo, ayon sa mababasa sa Mat. 16:18. Ang isa sa katangian ng tunay na

Iglesia Ni Cristo na hindi mapaparisan ay— SI CRISTO ANG NAGTAYO NITO. Alin mang Iglesia na hindi si Cristo ang nagtayo, ay hindi tunay na Iglesia Ni Cristo." Dahil dito, ang Iglesia Katolika Apostolika Romana, ay hindi tunay na Iglesia Ni Cristo sa dahilang ang nagtayo nito ay hindi si Cristo; sapagka't ng sumipot sa mundo ang Iglesia Katolika Apostolika Romana, ay maluwat ng naka-akyat sa langit si Cristo. Kaya't HINDI KATOTOHANAN kundi KABULAANAN at KASINUNGALINGAN ang ipinangangaral ng mga pare, na ang Iglesia Katolika ang itinatag (daw) ni Jesu-Cristo. Lalong kabulaanan at hindi mapatutunayan sa pamamagitan ng Biblia, na, ang mga iglesia ng mga protestante, gaya ng Unida, Metodista, Iemelif, Presbyteriana, at iba pa, ay sabihing si Cristo ang nagtayo. Kaya't ang mga ito ay hindi siyang tunay na Iglesia Ni Cristo, sapagka't ang nagtayo ng mga ito ay hindi si Cristo, kundi sila-sila lamang sa kanilang sarili.

Bakit si Cristo ang nagtayo ng tunay na Iglesia Ni Cristo? Ano ang Kanyang karapatan sa pagtatayo ng iglesia? Nagkaroon si Cristo ng karapatang magtayo ng iglesia, sapagka't Siya'y SINUGO NG DIOS (Gawa

3:20, 22-23); Siya'y pinagkalooban ng Dios ng kapangyarihan sa langit at sa ibabaw ng lupa (Mat. 28:18); Siya'y pinatotohanan ng Dios at ipinagutos na Siya'y pakinggan (Mat. 17:5), at ang hindi makikinig sa Kanya ay pupuksain sa gitna ng bayan (Gawa 3:20-23). Ito ang mga dahilan kung bakit si Cristo ang nagtayo ng Iglesia Ni Cristo; kaya't ang iglesiang itinayo ni Cristo (Iglesia Ni Cristo), ay siyang may KAUGNAYAN at may KARAPATAN sa harap ng Dios; ito ang iglesiang kinikilala at tatanggapin ng Dios, sapagka't ito'y natayo sa kapasyahan at kagustuhan ng Dios.

Ang pangalan ng iglesiang itinayo ni Cristo, ay isa rin sa Kanyang mahalagang katangian; ang pangalan nito'y "IGLESIA NI CRISTO"; ito ang ipinakilala at itinuro ng mga Apostol (Gawa 20:28; 2:36; Roma 16:16); sa IGLESIA NI CRISTO, kaanib ang mga Apostol at ang mga unang kristiano (I Cor. 12:28; Gawa 7:59-60; 8:1-2; Roma 16:16). Ang pangalang Iglesia Katolika Apostolika Romana, ay HINDI NAKIKILALA ng mga Apostol at maging ng mga unang kristiano. Hindi nila ipinangaral o itinuro man ang pangalang iyan (Iglesia Katolika Apostolika Romana); at ang pangalang iyan ay HINDI MABABASA

kailan man sa Bagong Tipan. Hindi rin nila (ng mga Apostol at ng mga unang kristiano) nakilala ang pangalang Metodista, Unida, Presbyteriana, Iemelif, at iba pang iglesiang itinatag ng mga tao; at lalong hindi nila ipinangaral o ipinakilala ang mga pangalang iyan. Ang iglesiang ipinakilala, itinuro, at ipinangaral ng mga Apostol, ay ang Iglesia Ni Cristo—iyan ang PANGALAN ng tunay na iglesia, at iyan ang ISA SA KANYANG MGA KATANGIAN.

Bakit Iglesia Ni Cristo ang itinawag sa iglesiang itinayo ni Cristo, at hindi KATOLIKA, METODISTA, UNIDA, PRESBYTERIANA, IEMELIF, at iba pa?—Sapagka't sinabi ni Cristo: " Itatayo Ko ang AKING IGLESIA . " (Mat. 16:18). Hindi sinabi ni Cristo: "Itatayo Ko ang IGLESIA KATOLIKA APOSTOLIKA ROMANA"; hindi Niya sinabing: "Itatayo Ko ang Iglesia METODISTA, UNIDA, IEMELIF, PRESBYTERIANA." Malinaw ang sabi ni Cristo: "Itatayo Ko ang AKING IGLESIA." Ang iglesiang itatayo ni Cristo ay Kanya; kaya't nasa sa katuwirang tawagin ng mga Apostol—IGLESIA NI CRISTO. Maliban sa Iglesia Ni Cristo, wala na silang ipinangaral at itinuro. Tinitiyak nilang ito (Iglesia Ni Cristo) ang ililigtas ni Cristo